Filipino

# PAG-USAPAN PO NATIN!

www.pagusapan.com

البشرى
مجلة لنتحاور - ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية

Year 8, Issue 64, First Quarter 2015 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

العدد ٦٤ - يناير ٢٠١٥ م

## Ang Dila ng Hummingbird



## Makabagong Medisina
Gaano Kataas ang Maaabot Nito?

## Lost City of Petra

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف



# Pinoy Directory Kuwait

**PHILIPPINE EMBASSY KUWAIT**

Faiha Area, Block 6, Villa No. 153
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport
Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry
Tel. 22528422 ext. 2001 operator
Fax: 22511805
www.philembassykuwait.gov.kw

**POLO (Phil. Overseas Labor Office)**

Faiha Area, Block 6, Villa No. 152
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Hotline: 995-58527
Tel. 22528433, 22525082
Email: polokuwait2012@yahoo.com
Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com

**COMPUTER SCHOOL**

**ICSA-CITC Computer Institute**
8th Floor, Panasonic Tower
Behind KFC, Maliya, Kuwait City
Tels. 22467301, 22403408
99302850, 96621592, 66001263
Email: info@icsa.us
Website: www.icsa.us

**FILIPINO PEDIATRICIAN**

**DR. EMILY ZAPANTA**
Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road
Opposite Fahaheel Sea Club
Tel. 65845687
Email: info@alsayeghclinic.com

**PINOY CARGO/FORWARDER**

**CEBUANA GULF Express Cargo**
12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex
(Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait
Tels. 23717182, 66610870, 69900554, 55775199
Contact: Ms. EVA
Email: cebuanagulfcargo@yahoo.com

**PINOY RESTAURANTS**

**MARIO'S RESTAURANT**
Fahaheel (near NBK, behind Al-Baha Store)
Tel. 23916677

**PINOY ENTREPRENEURS**

**CLASSIC HERBS INTERNATIONAL CO.**
(CHIC International) Instant Negosyo
Office No. 10, Mezzanine Floor
Jollibee Bldg., Kuwait City
Contact: Gerben Gumapac
Tels. 66454291, 55884342, Viber 69996079

**AIM GLOBAL OFFICE - KUWAIT**
4th Floor, Building 34
Salem Al-Mubarak St.
Block 7, Salmiyah
Tel. 25730464, 25730465, Mobile 69940245

**FOREVER LIVING PRODUCTS -FLP**
Exclusive dealer of ALOE VERA
Living a Healthier, Wealthier life.
Mobile # 65767679
f: Aloejarnatad




- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**







المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari

General Director
Khalid Abdullah Al-Sabea

Editor
Ullessis Faeldin Abaya, Sr.

Columnists:
Joselito Tabing
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Sis. Sarah Mailyn Rodriguez
Sis. Elisea Um Ismael Vallado
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Photography
Alvin Baltazar
Gervin Callo
Laurencio Bulosan, Jr.

PUBLISHED BY
Kuwait Philippine Cultural Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com









www.zukhruf.net
Tel. 99993072

Printing








Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang official publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: pagusapan@gmail.com





2
الطب الحديث






10
المدينة المفقودة البتراء






16
كيف يدخل الناس إلى الإسلام






20
لسان طائر الطنان



# Makabagong Medisina

## Gaano Kataas ang Maaabot Nito?

Maraming bata ang maagang natututo: Para mapitas ang isang mansanas na hindi nila maabot, sumasampa sila sa mga balikat ng isang kalaro. Sa larangan ng medisina, ganito rin ang nangyayari. Pataas nang pataas ang antas ng tagumpay na naaabot ng mga mananaliksik sa medisina sa pamamagitan ng pagtuntong sa mga balikat ng mga kilalang manggagamot noon.

Kabilang sa naunang mga tagapagpagaling na ito ay ang mga kilalang tao na gaya nina Hippocrates at Pasteur, pati ang mga taong gaya nina Vesalius at William Morton – mga pangalang di-pamilyar sa marami. Ano ang utang ng makabagong medisina sa kanila?

Noong sinaunang panahon, ang panggagamot ay

**"Maraming paniniwala ng mga sinaunang tao na nakaimpluwensiya sa panggagamot ang nananatili hanggang sa ngayon."**

**The Clay Pedestal**



Si Hippocrates, isa sa mga naglatag ng mga pundasyon ng makabagong medisina



Nakakita si Wilhelm Röntgen ng mga ray na tumatagos sa kalamnan ngunit hindi sa buto. Hindi niya alam ang pinagmulan ng mga ray, kaya tinawag niya ang mga ito na mga X ray



Noong 1882, nakilala ni Robert Koch ang mikrobyo na nagdudulot ng tuberculosis

kadalasan nang hindi isang gawain sa siyensiya kundi nagsasangkot ng pamahiin at relihiyosong ritwal. Ang aklat na The Epic of Medicine, na isinaayos ni Dr. Felix Marti-Ibañez, ay nagsasabi: "Upang malabanan ang sakit …, bumaling ang mga taga-Mesopotamia sa pinagsamang medisina at relihiyon, yamang naniniwala sila na ang sakit ay parusa sa kanila ng mga diyos." Ang medisina ng mga Ehipsiyo, na sumunod di-nagtagal, ay nakaugat din sa relihiyon. Kaya naman, sa pasimula pa lamang, ang tagapagpagaling ay halos sambahin na.

Sa kaniyang aklat na The Clay Pedestal, ganito ang sabi ni Dr. Thomas Preston: "Maraming paniniwala ng mga sinaunang tao na nakaimpluwensiya sa panggagamot ang nananatili hanggang sa ngayon. Ang isa sa gayong paniniwala ay na ang sakit ay hindi kayang kontrolin ng pasyente, at may pag-asa lamang siyang gumaling sa pamamagitan ng mahiwagang kapangyarihan ng manggagamot."

## Paglalatag ng mga Pundasyon

Gayunman, sa kalaunan, ang paraan ng panggagamot ay unti-unting naging makasiyensiya. Ang pangunahin na sinaunang makasiyensiyang tagapagpagaling ay si Hippocrates. Siya'y isinilang noong mga 460 B.C.E. sa isla ng Kos sa Gresya at itinuturing ng marami bilang ang ama ng medisina sa Kanluran. Inilatag ni Hippocrates ang saligan para sa makatuwirang pamamaraan sa medisina. Tinanggihan niya ang palagay na ang sakit ay parusa mula sa isang bathala, na nangangatuwirang ito'y may likas na sanhi. Halimbawa, ang epilepsy ay malaon nang tinatawag na sagradong sakit dahilan sa paniniwala na malulunasan lamang ito ng mga diyos. Ngunit sumulat si Hippocrates: "Hinggil sa sakit na tinatawag na Sagrado: sa palagay ko'y hindi ito talaga nagmula sa mga diyos ni sagrado gaya rin ng ibang sakit, kundi may likas na sanhi." Si Hippocrates din ang kauna-unahang kilalang tagapagpagaling na nagsuri sa mga sintomas ng iba't ibang sakit at itinala ang mga ito upang mapagbatayan sa hinaharap.

Pagkalipas ng maraming siglo, gumawa rin si Galen, isang Griegong manggagamot na isinilang noong 129 C.E., ng makabago at makasiyensiyang pananaliksik. Batay sa mga pagsusuri sa mga bangkay ng tao at hayop, naglathala si Galen ng isang aklat-aralin sa anatomiya na ginamit ng mga doctor sa loob ng maraming siglo! Si Andreas Vesalius, na ipinanganak sa Brussels noong 1514, ang sumulat ng aklat na On the Structure of the Human Body. Ito ay napaharap sa pagsalansang, yamang sinalungat nito ang marami sa mga konklusyon ni Galen, ngunit inilatag naman nito ang pundasyon para sa makabagong anatomiya. Ayon sa aklat na Die Grossen (Ang mga Bantog na Tao), si Vesalius sa gayon ay naging "isa sa pinakamahahalagang mananaliksik sa medisina sa lahat ng tao at sa lahat ng panahon."

Ang mga teoriya ni Galen tungkol sa puso at sa sirkulasyon ng dugo ay pinawalang-bisa rin nang malaon. [Ayon sa The World Book Encyclopedia, inakala ni Galen na binabago ng atay ang natunaw na pagkain upang maging dugo, na dumaloy naman patungo sa buong katawan at nasisipsip nito.] Ang Ingles


Si Louis Pasteur

na manggagamot na si William Harvey ay gumugol ng maraming taon sa pagsusuri sa mga bangkay ng mga  hayop at mga ibon. Sinuri niya ang ginagawa ng mga barbula sa puso, sinukat ang dami ng dugo sa bawat ventricle ng puso, at tinaya ang dami ng dugo sa katawan. Inilathala ni Harvey ang kaniyang mga natuklasan noong 1628 sa isang aklat na tinawag na On the Motion of the heart and Blood in Animals. Siya ay binatikos, sinalansang, inatake, at ininsulto. Ngunit ang kaniyang akda ay lumikha ng isang malaking pagbabago sa medisina – natuklasan ang sistema ng sirkulasyon ng dugo sa katawan!

### Mula sa Pagbabarbero Tungo sa Pag-oopera

Malalaking pagsulong din ang nagawa noon sa pag-oopera. Noong Edad medya, ang pag-oopera ay kadalasang gawain ng mga barbero. Hindi naman nakapagtataka, sinasabi ng ilan na ang ama ng makabagong pag-oopera ay ang Pranses noong ika-16 na siglo na si Ambroise Paré



**Pinatunayan ng pranses na si Louis Pasteur na ang mga mikrobyo ay nagdudulot ng sakit.**

– isang tagapangunang siruhano na naglingkod sa apat na hari ng Pransiya. Nakaimbento rin si Paré ng maraming kasangkapan sa pag-oopera.

Ang isa sa malalaking problema na kinaharap pa rin ng siruhano noong ika-19 na siglo ay ang kaniyang kawalang-kakayahan na pahupain ang kirot ng pag-oopera. Subalit noong 1846, isang siruhano sa ngipin na nagngangalang William Morton ang nagbukas ng daan sa malawakang paggamit ng pampamanhid sa pag-oopera.

Noong 1895, samantalang nag-eeksperimento sa elektrisidad, nakakita ang pisikong Aleman na si Wilhelm Röntgen ng mga ray (sinag) na tumatagos sa kalamnan ngunit hindi sa buto. Hindi niya alam ang pinagmulan ng mga ray, kaya tinawag niya ang mga ito na mga X ray, isang pangalan na ginagamit pa rin sa daigdig ng mga nagsasalita ng Ingles. (Kilala ito ng mga Aleman bilang Röntgenstrahlen.) Ayon sa aklat na Die Groβen Deutschen (Mga Bantog



Si Ambroise Paré ay isang taga-pangunang siruhano na naglingkod sa apat na hari ng Pransiya.

na Aleman), sinabi ni Röntgen sa kaniyang asawa: “Sabihin ng mga tao: ‘Nababaliw na si Röntgen.’” Sinabi nga ito ng ilan. Ngunit binago ng kaniyang natuklasan ang pag-oopera. Maaari na ngayong makita ng mga siruhano ang loob ng katawan nang hindi ito hinihiwa.



Ang persianong manggagamot na si Ar-Razi

## Pagdaig sa mga Sakit

Sa paglipas ng panahon, ang mga nakahahawang sakit gaya ng smallpox (bulutong) ay paulit-ulit na nagdulot ng epidemya, pang-ingilabot, at kamatayan. Isinulat ni Ar-Rāzī, isang Persiano noong ikasiyam na siglo na itinuturing ng ilan na siyang pinakamagaling na manggagamot sa daigdig ng islam nang panahong iyon, ang kauna-unahang tumpak na medikal na paglalarawan sa bulutong. Ngunit lumipas pa ang maraming siglo bago natuklasan ng isang manggagamot na Britano na nagngangalang Edward Jenner ang paraan upang lunasan ito. Napansin ni Jenner na minsang mahawahan ang isang tao ng cowpox (bulutong-baka) – isang di-mapanganib na sakit – hindi na siya tinatablan pa ng bulutong. Salig sa obserbasyong ito, gumamit si Jenner ng bagay mula sa mga piraso na balat na nahawahan ng bulutong-baka upang makagawa ng isang bakuna laban sa bulutong. Iyon ay noong 1796. Tulad ng ibang mga tagapagbago na nauna sa kaniya, si Jenner ay binatikos at sinalansang. Ngunit ang kanyang pagkatuklas sa proseso ng pagbabakuna ang umakay nang maglaon sa pagsugpo sa sakit at nagbigay sa medisina ng isang mabisa at bagong pamamaraan upang labanan ang sakit.

Ginamit ng pranses na si Louis Pasteur ang pagbabakuna upang labanan ang rabis at anthrax. Pinatunayan din niya na ang mga mikrobyo ay may malaking papel sa pagdudulot ng sakit. Noong 1882, nakilala ni Robert Koch ang mikrobyo na nagdudulot ng tuberkulosis, na inilarawan ng isang istoryador bilang “ang pinakamatinding nakamamatay na sakit noong ika-19 na siglo.” Makalipas ang mga ilang taon, nakilala naman ni Koch ang mikrobyo na nagdudulot ng kolera. Ganito ang sabi ng magasing Life: “Ang gawa ni Pasteur at Koch ang nagpasimula sa siyensiya ng mikrobiyolohiya at umakay sa mga pagsulong sa imyunolohiya, sanitasyon at kalinisan na nakatulong nang higit upang palawigin ang haba ng buhay ng tao kaysa sa anumang pagsulong sa siyensiya sa nakalipas na 1,000 taon.” ■



Si William Morton ang nagbukas ng daan sa malawakang paggamit ng pampamanhid sa pag-oopera.



Nadarama ng marami na hawak ng henetikong inhinyeriya ang susi sa mas mabuting kalusugan.

# Medisina sa Ika-20 Siglo

Sa pasimula ng ika-20 siglo, ang medisina ay nakatuntong sa mga balikat ng mahuhusay na manggagamot na ito at ng iba pa. Mula noon, naging napakabilis at sunod-sunod ang pagsulong sa medisina – ang insulin para sa diyabetis, chemotherapy para sa kanser, paggamot sa pamamagitan ng hormone para sa mga kapansanan sa gladula, mga antibiotic para sa tuberkulosis, chloroquine para sa mga partikular na uri ng malarya, at dialysis para sa mga sakit sa bato, at gayundin ang open-heart na operasyon, at mga paglilipat ng sangkap ng katawan, bilang pagbanggit sa ilan.

Ngunit ngayong nasa bukang-liwayway na tayo ng ika-21 siglo, gaano na kalapit ang medisina sa tunguhing magarantiyahan ang "isang katanggap-tanggap na antas ng kalusugan para sa lahat ng tao sa daigdig"?

## Isa Bang Tunguhin na Di-Maaabot?

Natututuhan ng mga bata na ang pagsampa sa balikat ng isang kalaro ay hindi magpapangyaring maabot niya ang lahat ng mansanas. Ang ilan sa mga pinakamataas na mansanas ay nasa tultok ng punungkahoy, na hindi pa rin niya kayang abutin. Sa katulad na paraan, naabot ng medisina ang sunod-sunod na tagumpay, pataas nang pataas. Ngunit ang pinakamimithing tunguhin – ang mabuting kalusugan para sa lahat – ay hindi pa rin maabot sa tuktok ng punungkahoy.

Kaya nga, bagaman iniulat ng European Commission na ang "mga Europeo ay hindi pa kailanman nakapagtamasa ng gayong kahaba at kalusog na buhay," idinagdag ng ulat: "Isang tao sa bawat lima ang maagang mamamatay bago ang edad na 65. Kanser ang magiging sanhi ng mga 40% ng mga pagkamatay na ito, ang mga sakit sa puso naman para sa karagdagan pang 30%... Kailangang maglaan ng mas mabuting proteksiyon laban sa mga bagong banta sa kalusugan."

Iniulat ng magasing pangkalusugan sa Alemanya na Gesundheit na lumalaki ang bantang inihaharap ng mga nakahahawang sakit gaya ng kolera at tuberkulosis. Bakit? Ang mga antibiotic "ay hindi na nagiging mabisa. Parami nang paraming baktirya ang hindi na tinatablan ng kahit isa man lamang sa karaniwang gamot; sa katunayan, marami ang hindi na tinatablan ng ilang uri ng gamot." Hindi lamang bumabalik ang mga dating sakit kundi lilitaw rin ang mga bago.

**Hindi lamang bumabalik ang mga dating sakit kundi lilitaw rin ang mga bago.**

## Nasa Gene Therapy ba ang Solusyon?

Ipagpalagay na ngang sumusulong ang mga makabagong panggagamot. Halimbawa, nadarama ng marami na hawak ng henetikong inhinyeriya ang susi sa mas mabuting kalusugan. Pagkatapos ng pagsasaliksik sa Estados Unidos noong dekada 1990 ng mga manggagamot na gaya ni Dr. W. French Anderson, ang gene therapy ay inilarawan bilang "ang pinakakapana-panabik at pinakapopular na bagong larangan ng pananaliksik sa medisina." Sa katunayan, ang aklat na Heilen mit Genen (Pagpapagaling sa Pamamagitan ng mga Gene) ay nagsasabi na sa pamamagitan ng gene theraphy ang "siyensiya sa medisina ay maaaring nalalapit na sa isang panibagong pagsulong. Totoo ito lalo na sa paggamot sa mga karamdaman na hanggang sa ngayon ay wala pang lunas."

Umaasa ang mga siyentipiko na darating ang panahon na malulunasan ang likas na mga henetikong sakit sa pamamagitan ng pag-iiniksiyon sa mga pasyente ng mga corrective gene. Maging ang mga mapaminsalang selula, gaya ng mga selula ng kanser, ay marahil mapangyayari na puksain nito ang kanyang sarili. Ang pagsusuri sa gene upang makilala ang pagiging madaling tablan ng isang tao ng partikular na mga karamdaman ay posible na. Sinasabi ng ilan na ang pharmacogenomics – ang pagbabago ng mga gamot upang ibagay sa henetikong kayarian ng isang tao – ang susunod na susulong. Ipinahiwatig ng isang prominenteng mananaliksik na balang araw ay magagawa ng mga doktor na "suriin ang mga karamdaman ng kanilang mga pasyente at bigyan sila ng angkop na mga bahagi ng hibla ng molekula upang gamutin sila."

Gayunman, hindi lahat ay kumbinsido na ang gene therapy ay nagbibigay ng "silver bullet" na lunas sa hinaharap. Sa katunayan, ayon sa mga surbey, baka nga ayaw ng mga tao na masuri ang kanilang henetikong kayarian. Marami rin ang natatakot na baka ang gene therapy ay isang mapanganib na pakikialam sa kalikasan.

Panahon lamang ang makapagsasabi kung ang henetikong inhinyeriya o iba pang makabagong mga pamamaraan sa medisina ay makatutupad sa pagkagagandang pangako nito o hindi. Gayunman, may dahilan upang huwag labis-labis na umasa. Inilalarawan ng aklat na The Clay Pedestal ang isang karaniwang siklo: "Isang bagong therapy ang lalabas, na pinapupurihan sa mga pagpupulong ng mga


Kahit na mapawi ang pangunahing mga sanhi ng kamatayan, ang pagtanda ay magdudulot pa rin ng kamatayan.

manggagamot at sa mga propesyonal na mga babasahin. Ang mga lumikha nito ay nagiging tanyag sa kanilang propesyon, at pinapupurihan ng media ang pagsulong. Matapos ang panahon ng pagsasaya at dokumentadong mga testimonyo bilang pagsuporta sa kamangha-manghang panggagamot, magsisimula ang unti-unting pagkasiphayo, na tumatagal mula sa ilang buwan hanggang sa ilang dekada. Pagkatapos ay matutuklasan ang isang bagong lunas, at halos sa isang kisap-mata lamang, hahalinhan naman nito ang dati, na agad namang ituturing na walang-kabuluhan." Totoo naman, marami sa mga lunas na itinuring ng karamihan sa mga doktor na hindi mabisa ay mga dating pamatayang panggagamot.

Bagaman ang mga doktor sa ngayon ay hindi na pinagkakalooban ng relihiyosong katayuan na ibinibigay sa mga tagapagpagaling noong sinaunang panahon, may hilig ang ilang tao na iukol ang halos tulad-diyos na kapangyarihan sa mga manggagamot at maniwalang tiyak na masusumpungan ng siyensiya ang lunas para sa lahat ng mga karamdaman ng sangkatauhan. Gayunman, ang realidad ay hindi nakaaabot sa pamantayang ito. Sa kaniyang aklat na How and Why We Age, sinabi ni Dr. Leonard Hayflick: "Noong 1900, 75 porsiyento ng mga tao sa Estados Unidos ang namatay bago nila naabot ang edad na animnapu't lima. Sa ngayon, ang estadistikang ito ay halos kabaligtaran na: mga 70 porsiyento ng mga tao ang namamatay paglampas ng edad na animnapu't lima." Ano kaya ang dahilan ng kapansin-pansing paglawig na ito ng haba ng buhay? Ipinaliwanag ni Hayflick na ito "ay dahilan na rin sa pagbaba ng dami ng namamatay na mga bagong silang." Ngayon, ipagpalagay natin na kayang pawiin ng siyensiya sa medisina ang pangunahing mga sanhi ng kamatayan ng matatanda – sakit sa puso, kanser, at istrok. Hindi ba iyan nagpapahiwatig ng pagkakaloob ng imortalidad? Hinding-hindi. Sinabi ng Dr. Hayflick na kahit magkagayon, "karamihan ng mga tao ay mabubuhay nang hanggang mga isang daang taong gulang." Idinagdag pa niya: "Ang mga sentenaryong ito ay hindi pa rin imortal. Ngunit ano ang ikakamatay nila? Sila'y basta hihina na lamang nang hihina hanggang sa mamatay." Sa kabila ng pinakamahuhusay ng pagsisikap ng siyensiya sa medisina, ang pagpawi sa kamatayan ay hindi pa rin naaabot ng medisina. (Gumising!) ■

# Ang Pagbabalik

Photo by Mohammad Al Sali

By LEE CANETE

**IKA-TATLONG YUGTO – BANSANG KUWAIT**

Pagdating ko sa airport ng bansang Kuwait sama sama kaming mga kababaihang sa tingin ko ay DH din na pinapunta ng mga pulis sa isang kwarto. "Wait here." 'yun lang ang sinabi ng pulis. Maya maya tinawag ang pangalan ko, may sundo na raw ako na taga agency. Isang arabong mataas ang nagtanong kung ako daw ba si Marina, tango lang ang naisagot ko dahil sa kaba. Kinuha nya ang maleta ko at sinabing sumunod sa kanya. Sa loob ng sasakyan, wala akong imik, nakatingin lang ako sa labas ng sasakyan. Mga naglalakihang gusali, mga Malls na napapalamutian ng maraming ilaw. Mga naglalakad na tao na sa tingin ko ay mga Pilipino rin. Mga ibang lahi na animo'y mga pari sa mahabang puting damit na suot nila. Pagdating sa opisina na kalaunan ay nalaman kong isa palang agency, pinapasok ako sa isang kwarto at tinanong ako kung nagugutom ako. Tango lang ang isinagot ko sa tanong nya. Umalis sya at maya maya'y bumalik na may dalang kaning kulay pula at inihaw na manok.

Kinabukasan, sinundo ako ng sinasabing magiging amo ko raw. Isang malaking lalaking mataba at sa tingin ko ay wala pang 40 yrs. old. Makapal ang balbas at bigote, malalim ang mga mata at medyo maitim ang kulay ng balat. Pagdating namin sa bahay nila ay nagulat ako sa laki, at luwang ng buong kabahayan. Hanggang ikatlong palapag ang bahay nila na kulay puti ang mga dingding. Pagpasok namin ay sinalubong kami ng isang medyo may katabaang babae, "Your Madam", sabi sa akin ng lalaki. Inilahad ng babae ang kanyang kamay upang makipag-kamay, nahihiyang kinamayan ko sya na nakayuko at umiiwas tumingin ng diretso sa kanyang mga mata. "You're Marina? I'm Madam Reem. I am your sponsor. You have mobile?" "Ma'am?" Tanging naitanong ko. "Cellphone, you have cellphone?" "Yes Ma'am", sabay dukot sa aking bag ng mumurahin kong cellphone. Kinuha ni Madam ang cellphone at sinabing sumunod ako sa kanya. Isinama nya ako sa magiging kwarto ko, nadatnan namin dun ang isa pang kasambahay na ibang lahi, na kalaunan ay nalaman kong Bangladesh pala.

Umalis ang amo kong babae at sinimulan kong ilabas sa maleta ko ang iilang piraso ng damit na nagawa kong dalhin. Habang nilalabas ko ang aking mga damit ay nahulog ang iniipit kong larawan naming mag-iina na magkakayakap. Hindi ko napigilan ang maluha sa lungkot at awang nadama ko para sa aking mga anak. Iniisip ko kung kamusta na kaya sila, kung tulog na ba sila sa oras na 'yun. Kung nakakain ba sila ng maayos. Naibulong ko sa sarili ko na para sa kanila rin ang ginawa kong paglisan, PARA SA KANILANG KINABUKASAN.

"Hello" sambit ng kasama kong Bangladesh na nagpabalik sa isip ko sa kasalukuyan. Nilingon ko ang kasama ko at sinagot din ng "Hi". "I'm Chandrika", sabi nya. Sinabi ko rin ang pangalan ko sa kanya habang nakatingin sa mukha nya na wari ko ay may lungkot sa kabila ng pilit na ngiting pinapakita nya sa akin. Napuna ko rin ang parang pantal ng bugbog sa mga braso nya pero hindi ko na gaanong binigyan ng masamang kahulugan. Nagkakwentuhan kami kahit pareho kaming nahihirapan dahil hindi rin sya gaano marunong ng salitang English.

"Marina!" dinig kong tawag ng amo kong babae. Bigla akong napatakbo sa pintuan at nasalubong ko ang madam ko na papasok na rin pala sa kwarto namin. "Come" ang sabi lang nya, kaya agad akong sumunod sa kanya. Isinama ako ng amo ko sa kusina na maluwang at puro stainless ang mga patungan at lababo. Sadyang pang mayaman ang mga gamit nila, naisip ko. "This is our kitchen, this is where you will cook, you know how to cook?" Yes ma'am lang ang naisagot ko sa kanya. "OK, make yourself busy, clean this kitchen first." 'Yun ang naging unang trabaho ko pagdating sa bahay ng amo ko, linisin ang malaking kusina nila. TO BE CONTINUED (gmanetwork.com/news/story) (Ang buong kwento ay makikita sa ating website: www.pagusapan.com) ■

By Sarah Mailyn Rodriguez

# Lost City of Petra

# Still Has Secrets to Reveal



Literally carved directly into vibrant red, white, pink, and sandstone cliff faces, the prehistoric Jordanian city of Petra was "lost" to the Western world for hundreds of years. Located amid rugged desert canyons and mountains in what is now the southwestern corner of the Hashemite Kingdom of Jordan, Petra was once a thriving trading center and the capital of the Nabataean empire between 400 B.C. and A.D. 106.

The city sat empty and in near ruin for centuries. Only in the early 1800s did a European traveler disguise himself in Bedouin costume and infiltrate the mysterious locale. In 1985, the Petra Archaeological Park was declared a UNESCO World Heritage site, and in 2007 it was named one of the new Seven Wonders of the World.

## Advanced Society

The Nabataeans, before they were conquered and absorbed into the Roman Empire, controlled a vast tract of the Middle East from





modern-day Israel and Jordan into the northern Arabian Peninsula. The remains of their innovative networks of water capture, storage, transport, and irrigation systems are found to this day throughout this area.

Scholars know the Nabataeans were in Petra since at least 312 B.C., says archaeologist Zeidoun Al-Muheisen of Jordan's Yarmouk University. Al-Muheisen, who has been excavating in Petra since 1979 and specializes in the Nabataean period, says no one has yet found any archaeological evidence dating back to the fourth century B.C. The earliest findings thus far date back only to the second and first centuries B.C. But more clues remain beneath the surface. "We have uncovered just 15 percent of the city," he says. "The vast majority – 85 percent – is still underground and untouched."

Numerous scrolls in Greek and dating to the Byzantine period were discovered in an excavated church near the Winged Lion Temple in Petra in December 1993. Researchers at the American Center of Oriental Research in Amman, the capital, are now analyzing the scrolls and hope they will shed light on life in Petra during this period. Once Rome formally took possession of Petra in A.D. 106, its importance in international trade began to wane. The decay of the city continued, aided by earthquakes and the rise in importance of sea trade routes, and Petra reached its nadir near the close of the Byzantine Empire's rule, around A.D. 700.

Visitors can see varying blends of Nabataean and Greco-Roman architectural styles in the city's tombs, many of which were looted by thieved and their treasure thus lost. Today, local Bedouins selling tourist souvenirs hawk their wares not far from the place where Arabs believe Moses truck a rock with his staff, causing water to burst forth. (By Mati Milstein, nationalgeographic.com) ■







Issa Mohammad Tragua

# MAGTAWANAN TAYO

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)





Two terrorists having discussion in a bar.
The waiter asks them what the discussion was about?
Terrorist: We are planning to kill 14 thousand people and a donkey…
Waiter: Why a donkey?
Then one terrorist says to the other,
"See I told you, nobody will care about the 14 thousand people!"

Sa Jollibee…
BUSINESSMAN: Excuse me, may wi-fi ba kayo dito?
JUAN: Naku sir ala po! But you can try our apple-fi or mango-fi sir!

Sa old Museum…
GIRL: Miss ala ba multo dito!
GUIDE: Tagal ko na dito ala pa ko nakitang multo!
GIRL: Gano na kayo katagal d2?
GUIDE: 450 years na!
Nyyaah!

Sosyal nakiinom sa baryo…
GIRL: Where galing your water?
LOLA: Sa ilog iha!
GIRL: Eeww, NAIINOM ba yan?
LOLA: Nasa iyo iha kung gusto mo NGUYAIN!

MRS: Walanghiya ka! Nabalitaan ko na may kulasisi ka daw na 18-anyos!
MR: Luma ng balita yan!
MRS: Bakit luma?
MR: Kasi 28-anyos na siya ngayon!

TEACHER: Ok class magbigay kayo ng prutas na ngsisimula sa letter B..
JUAN: Mam! Ako may alam!
GURO: Ano un?
JUAN: Bulok na mangga, bulok na papaya, bulok na pakwan…
GURO: Bulok din grade mo!

JUAN: Mam kung ako sa inyo papalitan ko binigay na grades sa akin!
GURO: Bakit?
JUAN: Sabi po ni itay pag bagsak po ako, me gugulpihin sya. Lagot kayo!

FARMER: Lalaki na talaga ang anak ko kasi magsasaka na! Anong balak mong itanim sa sakahan mo anak?
BERTING: Flowers papsi! Lots of bongacious flowers!

WAITER: Sir try our new brandy, para sa gusto makalimot!
JUAN: Ok!
…after 4 hrs…
WAITER: Sir sarado na kami, chit nyo po!
JUAN: Anong chit? Sino ka?

DOC: Bukod sa akin, may nauna ka ba kinunsulta sa sakit mo?
JUAN: Sa albularyo po!
DOC: Anong KALOKOHAN ipinayo sa iyo?
JUAN: Magpunta daw ako sa inyo!

JUAN: Bilin ng misis ko, wag ako mag-uuwi sa bahay ng di tapos na trabaho kundi lalayasan nya ko!
PEDRO: Bakit ano ba trabaho mo?
JUAN: EMBALSAMADOR!

JUAN: Dok, gusto kong PUMOGI pero wala akong pera! May paraan pa ba na mas mura?
DOC: Meron!
JUAN: Paano po?
DOC: Tumabi ka sa MAS PANGIT sa yo!

Sa burol ng babaerong asawa, may kaibigan na nagbigay ng eulogy…
FRIEND: Isa syang TAPAT na tao!
WIFE: Anak silipin mo nga baka di si daddy mo nakaburol!



# Lesson 51

| Pagsasaling titik at ang Kahulugan sa Tagalog | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|
| Al–Alwan (Mga Kulay) | الألوان |
| Abyadh (puti) | أبيض |
| Aswad (itim) | أسود |
| Akhdar (berde) | أخضر |
| Azraq (asol) | أزرق |
| Asfar (dilaw) | أصفر |
| Ahmar (pula) | أحمر |
| Bonniy (kayumanggi) | بنىّ |
| Binafsajiy (lila o kulay ubi) | بنفسجىّ |
| Wardiy (rosas) | وردى |
| Rosasiy (abuhin) | رصاصى |
| Burtoqaliy (kulay kahel) | برتقالى |
| Samaiy (sky blue) | سمائى |

***Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter,*** 24712574 ***or*** 24756796 ***extentions*** 116 ***sa mga babae, at*** 102 ***sa mga lalaki.***

# Don't Let Your Dream House Ruin Your Finances



by **Richard Macalintal -** blogger, financial literacy advocate and internet marketer



Sa wakas, nakamit mo rin ang pangarap mong makapagtrabaho sa ibang bansa. Dolyar ang sahod, malaking kumpanya at magandang buhay sa abroad. Ngayon magagawa mo na lahat ng gusto mong gawin. Mabibili mo na lahat ng gusto mong bilhin. Makakamit mo na lahat ng pinangarap mo sa buhay. At ang una sa listahan mo, DREAM HOUSE.

Tamang-tama, malaki ang sweldo mo. Malaki rin ang sobra at naitatabi mo sa bangko. Anyway, magtatagal ka naman ng ilang taon kaya kahit kakasimula mo lang, kayang-kaya mo ng makamit ang iyong pangarap na bahay. Sayang din naman kasi ang pera mo kung nasa bangko lang. Tutal wala ka rin namang alam paglagyan. Baka magastos mo lang sa ibang bagay.

Hanap ka na ngayon ng gagawa. Tamang-tama, yung kapitbahay nyo na gumawa ng malaking bahay sa barangay nyo, siya na lang din ang kukunin mo. Na compute mo nasa halagang 2 million pesos ang budget mo, para sa iyo sapat na yon. Ipinakita mo sa gagawa yung plano mo. Napansin niya na parang may kulang at may hindi bagay na design. Kaya may konting revision. Since ito naman daw ay dream house mo, bakit hindi mo pa kumpletohin at gawing perpekto? Naisip mo naman, since ito yung pangarap mo at may trabaho ka pa abroad, sige itodo na.

So ang dreamhouse mo ngayon naging 3 million pesos na base sa bagong revision. Since wala ka pang ganon kalaking pera, nagloan ka muna sa bangko. Project will proceed as planned. At last, ang sarap ng feeling. Nakikita mo sa picture na pinapadala sa iyo unti-unting nabubuo ang haligi, ang sahig at iba pang parte ng bahay. Biglang nagkaroon ng economic crisis. Nagmahal ang mga bilihin pati na ang mga construction materials. Tumawag ang gumawa ng bahay, at sinabi may problema sa bahay na pinapagawa mo. Dahil sa nagtaasan ang mga bilihin, baka hindi na raw ito matapos base sa dating budget nyo. In short, kailangan magdagdag ng another half million pesos. Since nakautang ka na sa banko, naisip mo sa mga kaibigan at kamag-anak ka na lang mangutang. Problem solve once again!

After isang taon, gawa na ang iyong dream house. Exactly the way you want it. Sarap ng feeling, katas ng pawis kumbaga. kaya lang wala pang mga gamit sa loob. Hindi pa rin matirhan kung walang laman. Wala ka na ring naipon kasi hinuhulog mo sa bangko monthly. Gamitin ang credit card! Tamang-tama, 0% interest ngayon sa appliance center. Malaki naman ang credit limit mo kaya marami kang mabibili. Tutal naman, may trabaho ka pa sa abroad. Kikitain mo rin yan at mababayaran lahat ng kautangan mo.

But here comes life uncertainties. Wala ka na palang trabahong babalikan. Or naaksidente ka, walang insurance at hindi na makakapagtrabaho pa. Ano sa tingin mo mangyayari sa buhay mo ngayon? Paano na ang iyong pamilya? Paano na ang mga pinagkakautangan mo? Ang dream house mo, malamang mailit na ng bangko. Lahat ng mga pwedeng mabenta malamang ibenta mo na para ibayad sa credit card mo. Ang masakit nito, may utang ka pa sa kamag-anak at kaibigan mo. Paano ka ngayon?

Karamihan sa ating mga Pilipino ay nangangarap na magkaroon ng dream house. Kaya lang, kaya na ba natin? May sapat ba tayong pera para dito? Napaghandaan ba natin ito? May pera pa ba tayo para sa ibang bagay? Ito ba talaga ang dapat unahin? Bago natin planuhin ang dream house, ayusin muna natin ang ating pinansiyal. Planuhing maigi ang lahat. Hindi sapat na dahil malaki ang kita mo ngayon, pwede ka ng magpagawa ng bahay. Unahin ang emergency fund, insurance at savings. Siguraduhin may sapat ka para sa mga life's uncertainties. Huwag mong hayaang mauwi sa wala lahat ng mga pinaghirapan mo. ■

Um Ismael Elisea Vallado



## Iba't Ibang Luto ng Manok

# Relyenong Manok

**MGA SANGKAP:**
1 manok
¼ kilo pasas
1 bote ng olives
2 kutsarang mantika
2 nilagang itlog
2 hinog na kamatis
½ kilo baka o manok (giniling)
2 kutsarang tinadtad na pickles
1 maliit na lata ng gisantes
2 kutsarang mantikilya
1 sibuyas
1 kutsarang ketsup

**PARAAN NG PAGLULUTO:**
1. Linisin at alisan ng buto ang manok.
2. Gayatin nang maliliit ang sibuyas at kamatis.
3. Alisan ng buto ang pasas at olives.
4. Igisa ang sibuyas, kamatis, giniling na karne, pasas, gisantes, pickles, ketsup.
5. Lutuin hanggang lumambot ang karne. Idagdag ang tinadtad na itlog.
6. Ipasok sa manok na inalisan ng buto.
7. Tahiin ang bukas na balat.
8. Balutin ang manok ng malinis na damit at pakuluan o pasingawin sa tubig hanggang maluto.
9. Kapag luto na, iprito.

# Pininyahang Lechong Manok

**MGA SANGKAP:**
1 buong manok

**MARINADA:**
2 pirasong kalamansi
1 latang pinya, durugin ang laman hanggang lumabnaw
½ tasa ng pulot
2 kutsara ng asin
3 kutsara ng liquid seasoning
1 kutsara ng paminta
1 tali ng tanglad, pinitpit

**PARAAN NG PAGLULUTO:**
1. Ibabad ang manok sa mga sangkap nang magdamag.
2. Ilagay ang tanglad sa loob ng manok. Iluto sa loob ng manok. Iluto sa turbo at hurnuhin ng 30 minuto sa 375.
3. Baligtarin ang manok at itaas ang temperature sa 400
4. Lutuin hanggang wala ng dugong lumalabas kapag tinusok ang laman.



(Source: Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog;Isa-Jecho Publishing Inc.)

Ust. Mohammad F. Sumaway



# Paano Pumasok ang Tao sa Islam

Katotohanan, ang sandali ng pagpasok ng tao sa Islam ang siyang pinakadakilang sandali ng kanyang buhay. Katotohanan ito ang tunay niyang kapanganakan, na kung saan ay kanyang natutunan pagkaraan nito ang dahilan ng kanyang pagkakaroon ng buhay dito sa mundong ito, at paano siyang mabuhay at mamuhay nang ayon sa mapagparayang Batas ng Islam.

Makakapasok ang tao sa Islam kapag siya ay nagpahayag ng Shahadatayn (dalawang pagsasaksi), kanyang nauunawaan ang kahulugan nito nang may katiyakang pananalig dito, tumatalima (at sumusunod) sa mga alituntunin nito. Ang Shahadatayn ay ito: ***Ashadu an laa***

***ilaaha illallaah*** (Ako ay sumasaksi at nananalig na walang sinasambang totoo maliban sa Allah, Siya lamang ang aking sinasamba, siya ay walang katambal.) ***Wa ashadu anna Muhammadan Rasoolullah*** (Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay tunay na Sugo ng Allah sa buong sangkatauhan, at ako ay sumusunod sa kanyang mga pag-uutos, umiiwas sa kanyang mga ipinagbabawal at ako ay sasamba sa Allah nang ayon sa kanyang pamamaraan.)

Katotohanan, ang sandali ng pagpasok ng tao sa Islam ang tunay niyang kapanganakan na kung saan ay ipinag-utos para sa kanya kaalinsabay ng kanyang pagpasok sa relihiyong ito na siya ay nararapat maligo at kanyang ipalaganap ng lubusan ang tubig sa kanyang katawan. Kung paano niya dinalisay ang kanyang panloob mula sa Shirk (pagtatambal sa Allah) at sa mga pagkakasala, minamabuti para sa kanya na kanyang dalisayin ang kanyang panlabas sa pamamagitan ng pagpapaligo ng tubig. Katotohanang inutusan ng Propeta (saw) ang isa sa mga Sahabah (kasamahan niya), na noon ay isa sa mga pinuno ng mga arabo, nang nais nitong pumasok sa Islam, siya ay pinag-utusang maligo. (Al-Baihaqi: 837) (Source: Ang Gabay Para sa Bagong Muslim, by Fahd Salem Omer Bahammam)

Photo by Mohammad Al Sali



By Ullessis Abaya



Photo by Laurencio Bolusan Jr.

# Reincarnation in Islam[?]

The Hindu belief in reincarnation is well known. But it is not known that the Koran refers as kafir (deviant) anyone who doesn't believe in the possibility of rebirth. Not many in India have perhaps come across the verses of the great mystic, Hazrat Jalal-ud-Deen, describing the process of evolution through reincarnation – from mineral and plant to animal and man and then to angelhood and beyond. Take the verses from the world famous Masnawi by Hazrat:

I died as mineral and became a plant,

I died as plant and rose to animal,

I died as animal and I was man.

Why should I fear?

When was I less by dying?

Yet once more I shall die as man,

To soar with angels blest;

But even from angelhood I must pass on…

Another great mystic, Mansur al-Hallaj, famous for his formulation, Anal Haq (I am the Truth: Aham Brahmo Asmi) wrote:

Like the herbage

I have sprung up many a time

On the banks of flowing rivers.

For a hundred thousand years

I have lived and worked

In every sort of body.

The Koran itself seems quite clear: "And you were dead, and He brought you back to life. And He shall cause you to die, and shall bring you back to life, and in the end shall gather you unto Himself."



(2:28) The words “you were dead” can only mean that they had lived before becoming dead. And the words “in the end shall gather you unto Himself” could very well mean the attainment of moksha (release) rather than an eternal life in heaven or hell. Those who disagree, however, contend that “dead” is very commonly used for non-living things. “It does not necessarily mean that you were alive before being a non-livi8ng thing or dead.” (S Abdullah Tariq, Islamic Voice, Feb 2002)

Responding to my published view that the concept of reincarnation may be a part of Islamic teaching as well, Tariq also quotes the following verses in support of his contention that reincarnation is not an aspect of Islamic teaching: “Every living being shall taste death, then unto us you will be returned.” (29:57) “Until when death comes to a wrongdoer, he will say: ‘Lord let me go back, that I may do good works in the world I have left behind’. Never! It is only a word which he will speak. Behind them, there shall stand a barrier till the day of resurrection.” (23:99-100) “And spend of that which we have provided you before death befalls any of you and he says: ‘Reprieve me my Lord a while that I may give in charity and be among righteous’. But Allah reprieves no soul when its term expires and Allah has knowledge of all your actions.” (63:10-11) “They (the unbelievers) will say” “Our Lord! Twice you have caused us death and twice you have given us life. We now confess our sins. Is there any way out (now)’?” (40:11)

But Tariq and other critics seem to be confusing reincarnation with transmigration of souls, which are not necessarily the same concepts. He goes on: “The theory of transmigration of souls popularly known as avagaman or punarjanam is non-existent even in the Hindu scriptures proclaimed as the word of God by them. Following are the declarations of two well-renowned scholars of Hindu philosophy. The rishis (seers) of the Vedic era were not aware of punarjanam (Rahul Sankrityayan, Darshan Digdashan, Kitab Mahal Allahabad, 1992, page 388).




“In the ancient Indian literature, Chandogya (author of an Upanishad) was the first to talk of punarjanam ie besides parloka (the world hereafter) a being takes birth in this loka (this world) also according to deeds. (ibid p.403) There are dozens of Koran-like descriptions of heaven in Vedas, but at no place do the Vedas talk of humans taking rebirth in inferior moulds according to deeds. Much later, the philosophers of the Upanishads presented the idea of transmigration of souls.”

Thus the debate goes on. One thing, however, is certain: most of the greatest saints Islam has produced believed in reincarnation and it does constitute a part of many Muslims’ belief system. This is primarily caused by a reluctance on the part of many Muslims to believe that God will merely reward or punish human beings on the basis of a lifetime in which they may not have received the guidance necessary to improve their conduct. That God will just be reconciled to their being sent to an eternal life in heaven or hell without their being given another chance to improve themselves becomes a proposition difficult to believe.” (Sultan Shahin, Asia Times Online) ■



# Ang Dila ng Hummingbird





Sinusuri ng mga mananaliksik ang katiting na sampol ng dugo, DNA, at iba pang substansiya sa ibabaw ng isang salamin na mga kasinlaki ng iyong kamay. Gumagamit sila ng mga instrumentong panipsip o panghigop na makapaglilipat ng katiting na likido. Pero hinto ito gaanong mabisa. Mayroon kayang mas mahusay na pamamaraan? Ayon kay Dr. John Bush ng Massachussets Institute of Technology, "nagawa na ito ng kalikasan."

Pag-isipan ito: Hindi kailangang sipsipin ng hummingbird ang nektar. Sa halip sinasamantala nito ang puwersa na nagpapangyari sa tubig na maging butil-butil kaya humihina ang hila rito ng grabidad. Dahil sa katangiang ito, kapag dumadampi ang dila ng hummingbird sa nektar, tumutupi ito at nagiging parang maliit na straw. At hinahayaan na lang nitong kusang umakyat ang nektar sa "straw" deretso sa bibig. Kapag kumakain, napupuno ng nektar ang parang "straw" na dila ng hummingbird nang hanggang 20 beses sa isang segundo!

Hindi lang ang hummingbird ang nakapagtutupi ng dila na parang straw. Napansin din na ganito uminom ang mga shorebird. Ganito ang sinabi ng propesor na si Mark Denny ng Stanford University, sa California, U.S.A.: "Kapag pinagsama-sama ang engineering, physics, at applied math, kahanga-hanga ang resulta . . . [Pero] kapag pinagdisenyo mo ang isang inhinyero at eksperto sa applied math ng tuka ng ibon na makakakuha ng tubig diretso sa bibig, malamang na hindi nila ito maisip."

Ano sa palagay mo? Nagkataon lang ba ang maliit na dila ng hummingbird na mabilis at mahusay na nakakakuha ng nektar? O may nagdisenyo nito?

(Gumising!) ■

## Berdeng Pader na Babagtas sa Aprika




Isang napakalaking proyekto sa Aprika, na inilunsad ng African Union noong 2007, ang naglalayong hadlangan ang paglawak ng disyerto sa pamamagitan ng isang berdeng pader. Mula Senegal sa Kanluran hanggang Djibouti sa Silangan, 11 bansa ang nagtatanim ng milyun-milyong punla ng tamang uri ng mga halaman at puno para maging kagubatan na 7,600 kilometro ang haba at 15 kilometro ang lapad. “Ang kailangan naming itanim ay mga uri ng puno na hindi pag-iinteresan ng mga nagtotroso,” ang sabi ni Aliou Guissé, propesor ng plant ecology sa Cheikh Anta Diop University sa Dakar, Senegal. Inaasahan din na ang tinamnang mga lugar ay magiging protektadong kagubatan at patuloy na maglalaan ng pagkakakitaan ng lokal na mga komunidad.

## Nakaka-stress ang Buhay sa Lunsod




Ipinakikita ng pananaliksik na “mas matindi ang reaksiyon sa stress ng mga tagalunsod kaysa sa mga nakatira sa maliliit na bayan,” ang sabi ng magasing Przekrój ng Poland. “Napakaraming umaagaw ng pansin sa lunsod,” ang paliwanag ng psychotherapist na si Mieczysław Jaskulski ng Psychoeducation Laboratory ng Warsaw. “Ang posibilidad na makaranas ng anxiety attack ang mga tagalunsod ay mas mataas nang 21 porsiyento kumpara sa mga tagalalawigan, at ang posibilidad naman na makaranas sila ng mood disorder ay mas mataas nang 39 na porsiyento.” Ano ang puwedeng gawin ng mga tagalunsod? “Huwag ikagalit ang mga bagay na hindi mo kontrolado,” “huwag iuwi sa bahay ang mga álalahanín sa trabaho,” “maglakad-lakad,” at “magbakasyon kung kailangan,” ang payo ng Przekrój.

## Bakit Tayo Humihikab?

Hindi maipaliwanag ng mga siyentipiko kung bakit humihikab ang mga tao—kadalasa’y maraming beses sa maghapon. Kahit ang mga sanggol sa sinapupunan ay humihikab, pati ang mga hedgehog, ostrich, ahas, at isda. Maraming teoriya tungkol dito, kadalasa’y nagkakasalungatan, pero walang isa man ang nakakumbinsi sa lahat ng mananaliksik. Ipinapalagay ng maraming siyentipiko na ang paghingang ito para makakuha ng hangin, na kadalasa’y tumatagal nang mga anim na segundo, ay nagsusuplay ng karagdagang oksiheno sa utak. Pero “hindi pa napatutunayan ng mga mananaliksik ang teoriyang ito,” ang sabi ng Science News. Ipinahihiwatig ng mga bagong pag-aaral sa mga daga na “ang paghikab ay posibleng parang thermostat, na nagpapalamig sa nag-iinit na utak.” Pero walang sinumang nakasisiguro dito.



## Mga Hybrid na Sasakyan- Mas Delikado Para sa mga Pedestriyan

“Ang mga advocacy group ay nababahala sa kaligtasan ng mga pedestriyan dahil sa mga HEV [hybrid electric vehicle],” ang sabi sa report ng U.S. Department of Transportation. “Sinasabi nila na dahil napakatahimik ng mga HEV, walang maririnig na ingay na magbababala sa mga pedestriyan at mga nagbibisikleta na may paparating na sasakyan kapag sila’y nasa kalsada o interseksiyon.” Sa katunayan, samantalang nagmamaniobra, “ang HEV ay dalawang beses na mas malamang na makabundol ng pedestriyan” kumpara sa karaniwang sasakyan, ang sabi ng report. Dahil dito, iminungkahi ng National Highway Traffic Safety Administration na dapat magkaroon ng ingay ang ganitong mga sasakyan kapag mabagal lang ang takbo ng mga ito.




## Gaano Karaming Impormasyon ang Isine-save ng Facebook?

Gustong malaman ng isang Austrianong estudyante ng abogasya kung gaano karaming impormasyon tungkol sa kaniya ang nai-save ng pinakamalaking social network sa tatlong-taóng pagiging miyembro niya, kaya humiling siya ng kopya nito. Pinadalhan siya ng Facebook ng isang CD na naglalaman ng 1,222 pahina ng impormasyon. Ayon sa diyaryong Der Tagesspiegel ng Germany, sinabi ng estudyante: “Lahat ay naka-save—bawat message, bawat chat, pati kompidensiyal na impormasyon tungkol sa mga kaibigan ko.” Kasama roon pati ang impormasyon na nakatitiyak siyang na-delete na niya!

## Dinadayo ang Asia Para Magpagamot

Dumaraming pasyente mula sa iba’t ibang lupain ang dumadayo sa ibang bansa para sa mas mahusay na medikal na pangangalaga, na karaniwan nang mas mura kaysa sa kanilang bansa. Iniulat ngBusiness World na isang milyong pasyente ang inaasahang pupunta sa Pilipinas kada taon pagsapit ng 2015, at ganiyan din karami ang inaasahang dadayo sa South Korea pagsapit ng 2020. Dinadayo rin ang India, Malaysia, Singapore, at Thailand. Hindi lang mga taga-Kanluran ang nagpapagamot ng mga sakit sa buto, puso, at iba pa. At maraming Tsinong yumaman



kamakailan ang pumupunta sa mga plastic surgeon dala ang litrato ng “mga taong sikát na gusto nilang makamukha,” ang sabi ng ulat.

# The Shine

The sun shines once more
In the midst of this downpour
Thought I was getting used to
Be forayed in this crusade
Till that warmth touches my soul

(Jonathan Medida, poetrysoup.com)












Laurencio Bulosan Jr.
Pinoy Snappers Kuwait